# SALITA AT BUHAY

NA

PINANGYARIHAN ÑG MAG-ASAUA

NA SI

# JUAN AT SI MARIA

## SA ASTROCIANG CIUDAD ÑG IMPERIONG ROMA

NANG PANAHONG UNA

*Ang lalaqui ay pumasoc sa estudio at nayuing Pari, at ang babayi naman ay pumasoc sa beaterio,t, nagsilvi sa Monja.*



MANILA

IMPRENTA DE SANTA CRUZ DE A. NAM & Co.

Calle Noria, Núm 35.

1902

# SALITA AT BÚHAY

NA

PINANGYARIHAN ÑG MAG-ASAUA

NA SI

# JUAN AT SI MARÍA

SA ASTROCIANG CIUDAD

## NANG IMPERIONG ROMA

NANG PANAHONG UNA.

*Ang lalaqui ay pumasoc sa estudio at naguing Pari, at ang babayi naman ay pumasoc sa beaterio,t, nagsilvi sa Monja.*



1902

---

IMP. DE STA. CRUZ DE A. NAM Y C.A
Calle Noria, núm. 35.
MANILA.



# PUNO NANG SALITA

Tabi po sa tanang manga camahalan
na narito ngayon na nagcacapisan
ang munting payapa,i, inyong ipautang
na cun maquiquinyig nang ipagsasaysay.
O Sagrariong mahal nang Trinidad Santa,
Vírgeng maauain at Iná nang gracia
hulugan nang aua ang iyong oveja
matuto sa landas nitong pagbabadya.
Cahimanauari houag cong sapitin
ang hiya at pula nitong pagtuturing
liuanagui Dios isip cong madilim
ligtasan ang hiya na babalabalin.
Sa ciencia linagda na dictámeng bigay
ni Quinto Horacio, itong cahihiyan,
ang casinghalaga,i, isang camatayan
lalo,t, sa ganitong manga Junta Real.
At si Isocratis na daquilang sábio
siyang nagpahayag nang isang ejemplo,
ang naquiquipulong sa Juntang ganito
cun dili umayon di mahal na tauo.
Si Céneca naman cusang nagpahayag
nagbigay aprobar nitong pangungusap
ang tauong lumagay nang sa formalidad
capós man sacali tuturingang pantás.

Caya po sintabi sa ganang canila
manga camahalan na pauang nobleza
acong isang hamac na di novelista
sinipi sa inyong mahinahong ciencia.

Ipinagsasaysay sa daquilang libro
na sa Catecismo ngala,i, Histórico
na ang camahalan nitong matrimonio
catimbang halaga halos itong mundo.

Paris sa nangyari bunying mag-asaua
sa Astrociang ciudad nang panahong una,
bansag nang pangalang Juan at María
ualang casing galing manga pagsasama.

Sabihin pa baga ang pagmamahalan
nitong mag-asaua nang pagsusunuran
nguni at sa gayong cahumabang arao
matrimonio nila hindi naguanaonao.

Tatlong puong taon na sila,i, nagsama
itong matrimonio,i, hindi nagbubunga
palibhasa,i, Dios siyang may talaga
di pa caloobau magca-anác sila.

Di co pag-aanhin manang isang arao
itong mag-asaua ay nag-uulayao
uica nang lalaqui sa esposang hirang,
mabuti pa yatang quita,i, maghiualay.

Ang sagot ni María sa sintang asaua
¡esposo cong ibig icao,i, manainga
itong matrimonio nang laquing halaga
di cun magcagayon ay mortal na sala!

Di anhin na lamang na magaua baga
nang ibang may tangang matrimoniong sadya
na di nila ibig maualay sa matá
alaala,i, baca sirain nang iba.

Saca icao naman esposo cong guilio
itong matrimonio,i. cusang lilisanin
¿anó uala baga,t, hindi mo panimdim
ang silo nang drago,i. malapit sa atin?

Ang cay Juang sagót yaon ay tanto co
labis ang halaga nitong matrimonio
sapagca,t, hindi rin namumunga ito
minamagaling cong maghiualay tayo.

Caya sa ganitong hiling nang esposo
ay houag isucal nang puso,t, loob mo,
saca icao naman ay houag mabuyo
sa pacanang pain bitag nang demonio.

Ang uica ni María cun siya mong hiling
ga sino na acong di quita susundin
yamang aco,i, iyo icao nama,i, aquin
pauang mangyayari anomang ibiguin.

Pinagcayarian nilang mag-asaua
naghiualay na nga,t, siyang minaganda,
caya,t, naisipan nitong si María
nasoc sa Beata,t, nagsilvi sa Monja.

Saca ang lalaqui naisipan naman
nasoc sa estudio at siya,i, nag-aral
linoob nang Langit at Poong Maycapal
itong pagcatuto ay sucat pagtac-han.

Dito sa cay Juan sinong di magtaca
na hindi nalaon natuto pagdaca
palibhasa,i, Dios siyang may talaga
nitong pag-aaral na lubhang maganda.

Itong pagcatuto ay ating lisanin,
ang babagtasin co itong pag-oórden
sa talaga,t, aua nang mag-Inang Vírgen
cumanta nang misa ay ualang hilahil.

Sa isang destino biniguiang Curato
sa sacóp ding bayan nang Romang Imperio
loob nang Maycapal ang pagcapatungo
sa quinaparunan marangal na Reino.

Lisanin co ito,t, aquing pabayaan
ang pobreng Beata,i, siyang pagbalican
ang pagmamartirio i, mababa nang arao
isang hating-gabi siya,i, nilapitan.

Niyong isang Angel na galing sa Langit
sinugo nang Dios na pinapagsulit
ano man dao gauin na pagpapasaquit
ang caliuanaga,i, hindi masasapit.

Hangan hindi ninyo muling pagsamahan
inyong matrimonio na pinaghiualay
hindi magcacamit nang Langit na bayan
cun ang matrimonio,i, di haraping tunay.

Nang madaling arao na lubhang malalim
lumuhod sa Altar siya,i, nanalangin
na ang nica baga,t, hingi sa pagdaing
asaua,i, maquita na cun paghanapin.

Saca nang malapit na mag-uumaga
lumuhod sa harap Madre Santa Clara,
at saca lumabas lumacad na siya
tinungo ang bayang quinalagyang sadya.

Doon sa paglacad nang Beatang mahal
dinating ang sadya niyang pinarunan,
nang siya,i, sumapit itong Padre Juan
ang lagay nang misa ay calahatian.

Agad nang pumasoc ang Beatang mahal
tuloy na lumuhod sa harap nang Altar,
misa,i, nang matapos humalic sa camay
saca sa Sacristia Padre,i, nagtuluyan.

Pagdaca,i, sumunod ang pobreng Beata
nang datnan ang Padre nuupo sa silla,
agad nilapita,t, lumuhaluha na
na nagpatirapang humalic sa paa.

Ang uica nang Padre ¿icao baga,i, sino
at natitiguilan ang puso,t, loob co,
caya,t, pagsabi na nang matalastas co
ang cadahilanan niyang pagparito?

Ang sa Beatang sagót na ipinagsaysay
dingiguin ang aquin na demandang verbal
aco,i, may dalauang naguing caibigan
na sinta capua at sa puso,i, mahal.

Ang isa cong sinta cami may pananim
malaon nang arao na di nagsusupling,
ang binhing pinunlá ay doon nangaling
sa dibdib na mahal ni Jesus na guilio.

Anopa,t, sa gayong mahaba nang arao
ang aming halama,i, hindi nagnanaonao,
ang naguing casuyong pagtatanim bilang
niuica sa aquin cami,i, magbucuran.

Sa sanguning ito,i, pumayag ang loob
sa paghahalaman cami ay magbucod,
sa isa cong sinta ay doon lumahoc,
sa lacad nang mundo,i. cusang tumalicod.

Dito na nag-inot aco,t, nagpananim
nang maraming punla sa mahal na Vírgen
madlang pagal, puyat, sáquit at hilahil
hangad co,i, maquita sa pagod ang supling.

Sa gayon nang gayon arao sa paglacad
di co alintana ang anomang hirap,
di caguinsaguinsa ito,i, namulaclac
nang isang hindi co macaya nang saclap.

Nang ito ay aquing matalastas baga
nalumbay ang puso sampong caloloua,
ang naisipan co,i, humayin sa sinta
na aquing devotang Virgen Abogada.
Isinasamo co nang boong dalangin
yaong naguing bunga nang aquing pananim,
ang uica nang Padre ay ¡hindi co malining
aco,i, tapatin mo, niyang pagtuturing!
Antabayanan mo sagót nang Beata
tapusin ang aquin na haying querella,
¡doon sa pagluhod sa Dios na Ama
sinugo nang isang Angel na maganda!
Ang bilin nang Dios sa angel na sulit
anoman dao hirap at pagcacasaquit,
niyaring catauan co,i, ualang masasapit
di co aabutin liuanag sa Langit.
Hangang hindi co rao na paquisamahan
yaong matrimonio na pinaghiualay,
ay di magtatamo nang calualhatian
bagcos madiriin sa lalong mapanglao.
Ngayo,i, panahon nang hanaping mapilit
yaong naguing palad talaga nang Langit.
sa pagca,t, ang punlang laong inihasic
ngayo,i, mamumunga, Dios ang may ibig.
Ito ang dahilan aquing idinulog
sa mabunying Padre ngayo,i, lumuluhod,
tugon nang causap parang isinagot
aco,i, tila rian parang nalalahoc!
Nguni,t, tapatin mo nang pagsasalita
sa balang bigcas mo,i, tila talinhaga,
yaring pag-iisip nang di humahanga
ualangmasilungan nitong paghahaca.

Uica nang Beata na ipinagsaysay
cundi mo antilo ay aquing tuturan,
¡icao nga ang siya na puno,t, dahilan!
icao nga ang aquing esposong si Juan.

Aco nga ang iyong iniuang asaua
ngala,i, si Mariang nasoc sa Beata,
acong sinanguning maghiualay quita
¡matrimonio natin di rin nagbubunga!

At icao rin naman, sa Angel na bilin
na pagpilitan cong quita,i, paghanapin,
ang pinaghiualay matrimonio natin
sa Dios na halal muling pagsamahin.

Natiguil ang loob nang mahal na Padre
di nacapag-uica catulad ay pipi,
nguni,t, nang magbalic yaong dilidili
sa mahal na Beata,i, gayari ang sabi:

Marangal na Beata ¿ano di tanto mo
yaring aquing lagay Vicario ni Cristo?
¿ano di mo malas ang pananamit co
cun dapat samahan nitong matrimonio?

Aquing naquilala icao nga,t, di iba
Mariang iniuan co na aquing esposa,
paanong pangyayari na quita,i, magsama
aco,i, Sacerdote at icao,i, Beata.

Yaring aquing órden ¿ano di mo alam?
sa lahat nang tauo ay may catungculan
maglinis nang sala sa sino,t, alin man
ang hindi cristiano ay aquing binyagan.

Sagót nang Beata na ipinagturing
Sacerdote ca nga,t, di co pinupuing
nguni,t, balaquin mo,t, iyong pag-isipin
itong matrimonio,i, di sucat lisanin.

Marangal na Padre ito ay tanto mo
baca nalilimot ay sasabihin co,
di una sa lahat itong matrimonio
Sacramentong bigay nang Poong si Cristo

At una rin naman ang iyong tinangap
itong matrimonio di lihim at hayag,
Orden Sacerdotal bagong cayaycap
baquit di susundin yaring aquing hangad.

Ang isa sa roon Dios ang may bilin
matrimonio natin muling pagsamahin
sa panahong ito ngayo,i, magsusupling
pilit magbubunga ang ating pananim.

Sa mahal na Padre sagót ay ganito
¡icao na babayi yata,i, manunucsol
diua,i, malicmata ang pagcalagay mo
tumulad pumaris sa banal na tauo.

Hayo na,t, umalis ang iyong paruraan
ang bayan nang apóy na iyong tahanan
¡tingnan mo ang dairit sa Beatang saysay
sa taga infierno,i, cun malalapitan!

Icao Padre Juan ay magmalas-malas
quilanling mabuti ang naquiquiusap,
aco nga ang iyo na asauang liyag
mahabang panahon na hindi nag-anác.

Ngayo,i, malasin mo,t, aquing huhubarin
damit na Sagrado na sa Monja,i, gáling
ang sagót nang Padre ¡anomang sabihin
di aco papayag, at laban sa órden!

Paano ang aquing pag-amin sa iyo
aco,i, isang Padreng may Cristong Vicario
paanong pagtangap nitong matrimonio
maguiguing dalaua itong Sacramento.

Dili baga dating tinangap nang puso,
ang sa Beatang sabi na iniaamo
hindi ngayon lamang na bagong quinuro
cundi lao,t, laon na naguing casuyo.

Sa manga matuid nilang itinutol
ang isa at isa,i, ayao na paayon,
ang uica nang Padre ¡ang mabuti ngayon
sa manga Vicario tayo ay pahatol!

Pinagcasunduan nang dalauang loob
capua na sila may hangad sa Dios
tumupad nang lahat na iniuutos
lumayo sa silo nang manga demonios.

Sa balang dulugan nila,t, pahatulin
ang querella nila na cun ipagturing
sagót sa canila,i, ¡hindi maa-angin
at di nasasacop nang canilang órden!

Pinag isip nila lalong minatapat
sa mahal na Papa ay doon humarap
nangagpatuloy na at sila,i, lumacad
na cahit matindi sa arao na sicat.

Madali,t, salita nang magsidating na
sa tinuringan na bundoc nang Silva
sila ay huminto,t, bilang nagpahinga
pag lipas nang init lalacad pagdaca.

Agad nang lumapit sa lilim nang cahoy
ang pobreng Beata humilig nagtuloy,
agad nacatulog nang sa hanging simoy
talaga nang Langit ay namatay doon;

Hindi natatanto nitong Padreng mahal
casamang Beata,i, naquitlan nang buhay
nang magagabi nang lumamig ang arao
caniyang dinulog at cusang pinucao.

Ano,i, nang matanto,t, caniyang maquita
pumanao ang búhay nang sintang asaua
nagulo ang loob puso,t, ala-ala
ualang matutuhan na gauing maganda.

Sa malaquing hapis nang dahil sa liyag
¡ay calunoslunos nasapit nang palad!
ualang iba,t, cundi sa aquin nagbuhat
ang dahil nang iyong buhay na nautas.

¡Halina ang aquing guilio na esposa!
aquing cacaluuging dadalhin sa Roma,
halina at tayo,i, humarap sa Papa,
at nang mahatulan ang iyong demanda!

Halina ang casi na sinta co,t, liyag
halina,t, sundin mo aco sa paglacad
halina at tayo,i, magsabay humarap
sa Papa,t, ang hatol nang iyong matatap

Dili aquing sinta guilio cong esposa
tayo ay mangyaring haharap sa Papa,
baquit di pa tayo ngayo,i, lumacad na
ang sicat nang arao nama,i, malamig na.

Dili baga icao namuhunang tambing
nang dalita,t, hirap pagod at hilahil
guinugol ang luha,t, nang ating yacapin
yaong matrimonio,i, muling pagsamahin.

¡Ay cahapishapis! sa iyo,i, nangyari
dahil sa esposo hininga,i, naputi
acong iyong guilio caya tumatangui
ngayo,i, Vicario nang cay Cristong halili.

Cundi dahil doon ¡ay casi co,t, guilio!
mangyari nga bagang di quita susundin
di naman papayag ang puso,t, panimdim
bayaang malooy matrimonio natin.

Caya tinitipid nang calooban co
na yacaping muli yaong matrimonio
sapagca nğa,t, aco isa sa Ministro
na cun mey asaua,i, contra sa concilio.

Di anong gagauin siyang naguing palad
iisa na tayo nang ating planetas,
ang nangyaring ito na casindac-sindac
sa Dios na Poon ay ipasalamat.

Nğayon ay paano, anong aquing gauin
di co macacaya na siya ay dalhin
ang bató sa bundoc ay lubhang matalim
sa munting bihira aco ay patay rin

Cun aquing ibalic malayo na naman
dalhin co,i, gayon din di macacayanan
ang Padre nag isip nang ibang paraan
nang sa Santo Papa,i, huag maauayan.

Nğuni,t, naisipan ang lalong magaling
yamang siya,i, Padre na may dalang órden,
guinaua ang dapat, Beata,i, ilibing
sa oras na yaon nang dina gabihin.

Dito rin sa lupa nang bundoc nang Silva
aquing ililibing ang casi co,t, sinta,
sa lilim nang cahoy ay inihucay na
na tumataguistis ang luha sa matá.

¡Aniya ay paalam, paalam na ibig!
paalam na aco na iyong inusig
paalam na itong pinagmulang saquit
pinamuhunanan buhay mong napatid.

Sa aquing pag-alis quita,i, malilisan
lilisanin quita sa pinaglibingan
aquing uusiguin yaong catuiran
sa parusa,i, handa yaring aquing buhay

Ihihiga quita sa lupang malamig
ito ang tubo mo sa puhunang saquit,
at aco,i, haharap sa icapapatid
nang aquing hininga pagdamay co ibig.

Ito nga ang siyang guinauang magande
agad inilibing bangcay nang Beata,
at saca nagtuloy humarap sa Papa
sinabi ang bagay pagsasadya niya.

Madali,t, salita nitong pagtuturing
matulin ang tula na hindi mapiguil,
ang pasaltasalta at ibig sapitin
mataos ang hulo búhay na narating.

Caya ang sino mang dito,i, maquiquinyig
houag icamangha nang canilang isip
ito ay ugali nang alin mang auit,
pagsipi nang verso ay patauid tauid.

Aquing ipatuloy ang sa Padre Juan
nang maibigay na boong cagalangan
di pa tinatanong ay agad tinuran
ang haing querella at demandang alay.

Ganito ang sabi na ipinagturing
marangal na Santo Papa ay dinguin
ang pagsasadya co dito ay pagdating
ayon sa nangyaring napagsapit namin.

Aquing pong casama ang isang Beata
at aco ang tungo nang haing querella
nang cami ay dumating sa bundoc nang Silva
búhay ay naquitil sa Dios talaga.

Cami po (aniya,i,) mag-asauang tunay
nang Beata Mariang namatáy sa daan
caya po dumulog sa iyong harapan
ang demandang hain ay pahahatulan.

Sapagca,t, ang amin na nagauang sala
cami,i, naghiualay, siyang minaganda,
sa habang panahon niyaong pagsasama
matrimonio namin ay hindi nagbunga.

Ito po ang aming pinagcayarian
cami nang esposa caya naghiualay,
matrimonio namin di rin nagnanaonao
ito sa Concilio ay naguiguing baual.

Ang nais nang loob ay aming sinunod
noon din ay tambing cagyat na bumucod
isinaisip cong hindi malilimot
yaong mahalagang pagtauag sa Dios.

Ang naacala co,t. aquing naisipan
masoc sa estudio at doo,i, mag-aral
niloob nang Dios at Poong Maycapal
quinamtan ang gradong pagca Sacerdotal.

Saca po ang aquin na sintang asaua
pumasoc sa Beata,t, nagsilvi sa Monja,
mahaba nang arao cami,i, di nagsama
uala na sa loob nang isa at isa.

Di caguinsaguinsa siya,i. sa lalapit
ang luha sa matá catulad ay batis,
na isinasamo at hihibichibic
nang sabing malubay ganito ang sambit.

Caya naparito at hinanap quita
di umano,i, utos nang Dios na Amá,
cami rao po,i, muli na cusang magsama
matrimonio namin ñgayo,i, mamumunga

Ito po ang siya na demanda bilang
niyaring pagsasadya nami,t, paglalacbay,
pagca,t, sa lagay co ay tantong alañgan
icapaparoon sa apóy na bayan.

Sentido,t, potencia nang Papa,i, nagulo
sa Langit tumingin tinutop ang noó
*Jesús María,i, Joséf* anong laquing cargo
timbang ang halaga nito, itong boong mundo.

Gayon man ay aquin gagauan nang daan
upang macacauas nitong casalanan
ngayon din magbalic sa pinaglibingan
gumaua nang cubo sa dacong ibabao.

Siyam na tinapay na ibibigay co
at siyam na tasang tubig ay dalhin mo,
sa siyam na buan papaghustuhin mo
cacaning mantención sa pagbabantay mo.

Sa gagauing cubo doon ca tatahan
hangan di matapos ang siyam na bouan
houag na maglabis, ni houag magculang
sa dala mong baon yao,i, cahustuhan.

Nguni tantoin mo yaring aquing bilin
na cun mayari na ang cubong gagauin,
doon matutulog ibabao nang libing
malamig na lupa,i, siyang babaniguin.

At cun dumating na ang arao na taning
ay iyong pagmasdan ang lagay nang libing
anomang maquita,i, houag papansinin
ang balang sumipot sa aquin ay dalhin.

Ito ang bilin co houag malimutan
itanim sa puso na pacatandaan,
caya hayo ca na,t, iyong pagbalican
panaho,i, lilipas nang hindi masayang.

Tinangap na lahat bigay na parusa
nang Papang marangal sa nagauang sala
at si Padre Juan nama i, lumacad na
tinungo ang bundoc libing nang asaua.

Nang dumating doon gumaua nang agad
cubong tatahanan sabihin ang hirap
magmula na noo,i, ang pangangayayat
nang boong cataua,i, naguing buto,t, balat.

Nátaos sa puso ang bilin nang Papa
na doon sa cubo siya ay tumira,
hinihigan niya,i, libing nang asaua
yaong matrimonio,i, upang ding mamunga.

Sa gayon nang gayon cun ilan nang bouan
napansin nang Padre ang pinaglibingan,
lupa,i, tumataas na di mapagbulay
puso,i, nagugulong nagcacamamanghan.

Ualang patunguhan ang c niyang puso
na uulic-ulic na di mageasundo,
ang lahat nang bagay sa dibdib nagtimo
dahil sa nquitang hindi mapagcuro.

Ang isinaloob na lalong magaling
ang bagay na ito ay alintanahin,
darating ang arao aquing malilining
sa mahal na Papa na ipinagbilin.

Sa dami nang sáquit na tiniis niya
ang siyam na bouan ay nang dumating na
ang lupa,i, tumubo buról ang capara
nang pinaglibingan sa sintang asaua.

Yaong cahustuhan nang siyam na bouan
libing nang asaua na binabantayan,
misteriong himala na cababalaghan
milagro,t, paquita nang Dios na mahal.

Icadalauang puo bouan nang Enero
nang ito,i, mahayag arao nang Sábado,
nang madaling arao como á las cuatro
ay siyang paglabas nang milagrong ito.

Ang budoc na ito,i, tambing lumiuanag
ang bituing astro ang siyang catulad,
namangha ang Padre,i, dito napagmalas
ang isip ay arao sa tanghaling sicat.
Nililiguid niya ang pinaglibingan
nang sintang asaua na binabantayan
di caringat-dingat ang lupa,i, nalahang
minsang nanambulat, asó ang cabagay.
Siya nang paglabas bangcay nang Beata
buntis na cagampan at manganganac na,
naualan nang diua isip ala-ala
ang mahal na Padre dito sa naquita.
Minamasdan niya ang asauang hirang
hangang sa bago pang Aurora,i, manungao
pagtindi nang sicat ay lumabas naman
ang sangol na bata sa Beatang tiyan.
Agad sinapupo nitong Padreng bantog
ang sa matrimonio na bungang nahinog,
nangagcacasalio ang toua at lunos
habág at ligaya sa anác na irog.
Taguri nang amá sa anác na supling
¡ay cahapis-hapis! nitong aquing guilio
na uala anomang sucat na damputin
ibalot sa iyo cahit isang lampin.
Ibang mauga sangol bagong casisipot
handa na ang lahat talagang pangbalot,
may sadyang pamatid pamutol nang púsod
saca may iná pang sucat na magcupcop.
Dito,i, ualang uala sucat cang mapuló
iputol nang púsod cundi yaring cuco,
maguing parang lampin capirasong manto
pagtiis na bunso,t, na sa ilang tayo.

Bata,i, binalot na,t, di caalam-alam
ay cusang napaui ang caliuanagan
nagsaoli sa rati ang lagay nang arao
palibhasa,i, Dios ang may calooban.

Ang Espíritu Santo tinapatan sila
at sampo nang Vírgeng masaclolong Ina
bitoin at astro gayon ding gumaya
at ipararapit ang bunying Beata.

At isang liuanag sa langit ay galing
na hulog nang Dios dito sa nagmartir,
at nanaog naman ang manga Querubin
na nagcacantaghan toua ,i, di sabihin.

Calolouang mahal ang siyang quinuha
niyong sugong Angel na labingdalaua,
ipinag-aauit dinala sa Gloria
nguni,t, yaong bangcay sa libing natira.

At agad napui mahal na liuanag
nang maipanhic na ang santang mapala
at ang nanatili ang cay Febong sicat
nag-uli sa dating cauilang calidad.

Ang Padre,i, nag-isip at nagdilidili
na cun ano baga ang gagauing mabuti
ang nasoc sa loob niyang nanatili
magbalic sa Papa,t, ito,i, ipagsabi.

At saca ang bata,i, caniyang hayin
yayamang sa Papa ito,i siyang bilin
na cahit anomang sumipot sa libing
cunin co at saca sa caniya ay dalhin.

Pagdaca,i, quinalong ang anac na hirang
nagbalic sa Roma sa Papang marangal,
madali,t, salita,i, dumating pagcouan
nagbigay nang galang na caugalian.

Marangal na Papa ang iyo pong bilin
guinanap cong lahat at ualang pinouing
nasa nang loob na ibig tantoin
ang maguiguing hatol sa querellang hayin.

Yamang nasunod co digay mong parusa
na ualang nalisan di co tinalima,
narito ang señal ngayo,t,aquing dala
ang sangol na anac nang pobreng Beata

At nang maganap na ang siam na bouan
parusang bigay mo aquing pagbabantay,
pumutoc ang luna na pinaglibingan
bangcay nang Beata,i, buntis nang lumitao.

Anac po ,i, narito at siya cong dala
na lood nang Dios na itinalaga
laba naquita mol ang uica nang Papa
itong matrimonio nang laquing halaga.

Di daga marami itong sacramento
pito ang habilin nang Poong si Cristo
na ipinamana sa lahat nang tauo
ay una sa lahat itong matrimonio.

Disin cun hindi sana cayo naghiualay
matrimonio ninyo ay di sinauaan
di sana nagcamit nang parusang iyan
at mag-aanac din cun humabang arao.

Paglabag sa Dios daraquilang Ana
yaong matrimonio,i, inaring hamac na
ang habag sa inyo ay nagailvi baga
caya,t, linapatan nang dusa ang sala.

Nguni,t, anhin yaon ating pasayurin
aquing bibinyagan ang anac mong guilio
dito,i' ualang ibang suoat ipag-anquin
cao ang padrino nang iyo ring supling.

Caya hauacan mo,t, aquing bibinyagan
ang sangol na bata lalag- yan nang ngalan
ang bundoc nang Silva,i, siyang uauangisan
pagca,t, doon tubo ang lupang catauan.

Tubig ay handa na,t, binusan sa ulo
tuloy nginalanan nang Padre Gregorio
sa bundoc nang Silva nagcatauan tauo
ngalan mo,i, Silvestre sapagca cristiano

Ano,i, nang matapos nangang mabinyagan
sa Santo Bautismo bata,i, masangcapan
at si Pabre Juan ay pinangaralan
nang ucol at dapat igani sa buhay.

Itong iyong anac ngayon ay dalhin mo
bilin co,i, tandaan at isapuso mo
cun ipagcaloob nang Poong si Cristo
cun siya,i, lumaqui papag-aralin mo

Hangan sa ang edad ay di sumasacay
labing tatlong taon ang caniyang lagay
itong pagcatauo,i, houag ipamalay
nang hindi maaba sa caniyang buhay.

Sa gayong panahon cun ito,i, sumapit
dapat magcaroon nang sariling isip
ina ay cun cahit caniyang mabatid
may loob na siyang tumauag sa langit.

Ito,i, tandaan mo houag malimutan
caya hayo cana,t, mouing magbiglaau
doon sa bayan mo cun icao,i, dumatal
ang bata,i, mahalin at paalagaan.

Di co pag-aanhin quinalong nang agad
batang si Silvestre na cahabag-habag
agad nang omoui canilang Ciudad
ipinagsisiua,t, mabuhay ang hangad.

Paglacad nila,i. siya cong sabihin
pag-oui sa Reino nang pagtutumulin
nang saMonte-Cristo nang sila,i, dumating
sumilong sa isang cahoy na may lilim.

Dito sa paghinto ay siyang pag-iyac
nang nasabing bata na cahabag-habag
nag amang may candong ay lilingaplingap
na di matutuhan gagauing dapat.

Isinaloob nang ito,i, nagugutom
uala naman siyang sucat ipainom
guinaua,i, lumuhod sa puno nong cahoy
bata,i. inihayin sa Dios na Poon.

Dios co (aniya,t,) masintahing Jesus
ang habag sa amin ay ipagcaloob
sa malaquing gutom nang anac cong irog
magdalita capo maauaing Dios

Dili baga icao maauaing Pastor
sa tanang ovejas dating mapag-ampon
lauitan nang aua aco,t, itong sangol
sucat sa tulong mo,i, mapaui ang gutom.

Nagtaglay rin habag mapagquipquip
dito sa lumungoy na cahapis-hapis
bata,i'nacatulog cusang natahimic
hangang sa ang arao lumipas ang init

Sabihin ang lugod sa anac na guilo
at pasasalamat nang amang may angquin
cun umuling umiyac agad cacalungin
sa Langit ay agad cusang ihahain.

Ano,i, nang lumipas ang sicat nang arao
nagtuloy na silang omoui nang bayan
capagdating doon sa caniyang bahay
inilaan nanga tanang casangcapan.

Sichiua ay agad siyang napahanap
na magpapasuso sa caniying anác,
sabihin pa baga ang lacas nang pilac
cahima,t, malayo darating na cag-yat.

Pinaalagaan batang si Silvestre
nang caniyang ama, toua,i, di masabi
ang pagcacandili ay lubhang mabuti
di tinutulugan sa arao at gabi.

Caya ngá,i, sa apat na may catungculan
nang pag-aalaga sa sangol na mahal
sila,i, paparejong naghahalinhinan
nang sila,i, sa Padre nang di mauicaan.

Lacas nang paglaqui parang binubunot
ang sangol na bata na calugod-lugod
pitong taong edad ano,i, nang maabot
unang itinuro,i, pagtauag sa Dios.

Isinunod naman na pinaaralan
nang sulat ang batang loob na timtiman
sa tulot nang Langit ay nacaaninao
nang ucol at dapat nang pagca binyagan.

Guinaua nang ama,i, pinapag-estudio
malaqui ang toua,t, matalas ang ulo
ano,i, nang sumapit hustong labing tatlo
edad ni Sivestre magbabagong tauo.

Isang arao bagang ualang clase
umoui sa bahay itong estudiante,
lumapit sa Padre,t, ang ipinagsabi
dinguin po ni ama, na cun mangyayari.

Ang tugon nang ama sa anac na hirang
¿ano baga bunso ang iyong tuturan?
hayo,t, sabihin mo,t, nang aquing maalaman
sa pag-aaral mo,i, ¿anong caculangan?

¡Hindi po sa gayon sa anac na badya,
sa sariling buhay aco,i, nagtataca
totoo at tunay ama co,i, quilala
ñguni,t, di co batíd ang mahal cong Ina!
Marami at madla aquin pong talastas
na sila,i, mayroong inang tinatauag
ñguni,t, ama nila,i, hindi natatatap
¡di aco sa mundo nito ay baligtad!
Itong Padre Juan nagtaglay nang lunos
may luha ang mata na naghihimutoc
ayon sa pag-usig nang anac na irog
ang paguiguing tauo,i, ibig ding matalos.
Guilio cong esposa ano dimo dingig
ang pag-uusisa nang anac tang ibig,
anomang ligalig lubha cang tahimic
sa quinalalag-yan mong Paraiso,t, Lañgit.
Ang iba rao bata ama,i, diman batib
ñguni mayroon ding inang nagquiquipquiq,
calagayan niya,i, tila nahahapis
alangan sa mundo,t, tila nababalic.
Ano at ang sugat sa puso,i, nasalang,
ito ay bahao nang malaon nang arao,
sa minsan saguila nitong cahapisan
sa hapdi nang saquit sinariuang tunay.
Ang dalita,t, saquit nalagac sa aquin
narito sa puso at sasaquilsaquil
at hindi payagan payapa,i, tamuhin
hañgad na palagui buhay co,i, maquitil.
¡O mapagcandili bunying Padre Eterno
na ama ñgang tunay nang Divino Verbo,
acong tumatauag pagcalooban mo
lauitan nang iyong mahal na saclolo!

Bunso co ay dinguin at aquing tuturan
nangyari sa amin niyong dacong arao
nang dito sa mundo ang ina mo,i, bubay
pipi ang dila co, ¡Virgen ay tulungan!

Ang ina mong mahal nang nabubuhay pa
ni hindi pa Padre ang iyong ama
tatlong puong taon na cami nagsama
matrimonio namin ay hindi nagbunga.

Aquing sinangum ang ina mong mahal
mahangay (anaquin) tayo,i, maghiualay
pagsasama nating mahaba nang arao
itong matrimonio,i, hindi nagnanaonao.

Sa aquing hicayat napaayon siya
caya,t, ang guinaua,i, nasoc sa Beata
aco namang yari sa clase tumunpa
inabot nang palad cumanta misa.

Di caalam-alam nang humabang arao
ualana sa loob unang dinaanan
nang isang umagang aco,i, na sa altar
may isang Beatang nasoc sa simbahan

Cahit calahati ang dinatnang misa
caniyang inabot doon sa pagsimba
caya,t. pagca tapos aco sa Sacristia
ay napasalamat sa Dios na Ama.

Sa doroon silla aco,i, lumucloc
di caringatdingat ay siyang pagpasoc
nito ngang Beata sa paa,i, lumuhod
sa mata ang luha ang catulad ay agos.

Aco sa sarili ay nagdalang habag
pinapagtindig co,t, cusang siniyasat
ang sagot sa aquin ¡ó esposong liyag!
icao nga ang sadya na pinaghahanap.

Aniya,i, ¡esposo na casi at irog!
na pinangugulan nang maraming pagod
acong esposa mo ngayong lumulud
mangyaring payagan ang hingi nang loob

¿Baquit at esposo ang bati sa aquin?
siyang naguing sagot sa ina mong guilio
nag-uica pang muli siya at nagturing
¡aco,i, si Maria na asauang anquin!

Di co na habaan aming pag-uusap
nang manga matuid nagsalasalabat
naguing dulo nito cami ay humarap
at pahahatulan sa Papang marilag.

Di lubhang saysayin cami ay nagtuluyan
amin sinagasa ang init nang arao,
sa bundoc nang Silva nang cami dumatal
sandaling tumiguil at nagpahingalay.

Sa harap ng̃ simoy nang hang̃ing malamig
cusang nacatulog ang ina mong ibig
ano,i, nang lumipas sa arao na init
nang aquing pucauin bangcay ¡ay langit!

Buquit nagunita ang aquing esposa
nasaan ca irog ¡ó Dios na Ama!
aco,i, hulugan mo nang mahal na gracia
big-yang aliualas ang aquing hininga.

Bunso co ay dinguin nangyari sa amin
ng maguing bangcay na ang ina mong guilio
doon ay ano pa ang aquing gagauin
cundi ang marapat ay cusang ilibing.

At aco,i, nagtuloy humarap sa Papa
sinabi ang ang dahil nang aming demanda
naguing cahatulan bilang na parusa
ang aco,i, magbalic sa bundoc nang Silva.

Aco,i, pinagaua nang bahay bahayan
doon sa ibabao nang pinaglibingan,
at pinapagbaon siyam na tinapay
siyam namang tasa ang tubig na taglay.
Ito,i, husto na sa aqui,i, sustento
sa siyam na buan na titira aco,
ang hihiga,i, lupa,t, siyang babaniguin co
upang ding mamunga yaong matrimonio.
Di co pasayurin ang ganitong hirap
cun magunita co buhay co ay pupulas,
dumating ang arao sa Dios na atas
pumutuc ang lupa,t. bangcay ay lumabas.
Nang aquing maquita ang ina mong mahal
at icao nga bunso ang siyang cabuntisan
sa bagong pagputoc sa sinisicatan
nang arao sa iyo,i, pangangana c naman.
Doon ang ina mong pagtunghay sa mundo
quinalong na quita,t. binalot nang manto
sa libing iniuan ang sintang ina mo
at icao,i, dinala sa Papa Gregorio.
Ang iba pang bagay anhin pang saysayin
icao nga ang bunga nami,t, naguing supling
niyong matrimoniong munti nang malaing
hangan dito irog lay bunso cong guiliol
Yayamang tanto na ngayo,t, iyong tatap
icao ay sa Dios nama,i, catatauag,
sa ama,i, sumagot causap na anac
ang luha sa mata,i, nagcacaulalaglag.
Ngayon nabatid co ¡ay amag cong mahal!
sa nangyaring buhay ni inang namatay
nagpupumiglas na yaring cabaitan
magsabi sa iyo nitong catouiran.

¡Dangan ca ama co ang siyang may sala
niyong pagcamatay nang guilio cong ina,
cundi naghiualay niyong pagsasama
dili aco ngayo,i, hindi alimura!

Sinong nagsasabi na ang pagca tauo
na di aco galing anac sacrilegio
sauicaing ito,i; talastas banta co
siyang calacaran at laman nang mundo.

Sinong di mahapis nang ganitong buhay
ang lahat ay dapat sa aqui,i, masuclam,
ina co,i, Beata nilang tinuturan
tatau guing ama isang Padreng mahal.

Tuturingan baga nang sino ma,t, alin
na sa matrimonio aco,i, doon supling,
dito lamang ama,i, sucat mong tantoin
aling dibdib caya ang hindi mairing.

Ang naguing dahilan caya naghiualay
matrimonio ninyo hindi nagnanaonao
baquit nang loobin nang Dios na mahal
aco,i, naguing tauo ina ina co,i, patay.

Guinaua ni ama.i, hindi pinagnoynoy
na parang nanguna sa Dios na Poon,
ang isang halaman ó puno nang cahoy
ibig magca bunga,i, uala sa panahon.

Ito,i, ang catulad guina ni ama
caya naghiualay niyaong pagsasama
na hindi pa tulot nang Dios mamunga
yaong matrimoniong lubhang mahalaga.

Mapalad ca nga po dito sa nasapit
at na sa ligaya ang ina cong ibig,
cun hindi ay tantong dito napahibic
¡alalayan aco mataas na Langit!

Oo maibiguin ang ama cong mahal
sa anac na irog nang pagpapalayao,
di lalong magaling cun si ina,i, buhay
¿cundangan icao po ang maycasalanan?
Ang sagot nang ama ¡bunsong iniibig
bauahan mo guilio ang sa inang hapis!
siya,i, talastas cong hindi na lilihis
at na sa payapa sa bayan nang Langit.
Di mo maialis ang sagot nang anac
ang aco,i, tumaghoy sa ina cong liyag,
¡ó Dios na Poon nang sangmaliuanag
ang nananagano,i, big-yang aliualas.
Cahimanauari ang ina cong pili
na sasa bayan mó,t, lomolualhati,
ang na gauang sala na malaqui,t, munti
iyong patauarin sa pagcacamali!
At gayon din naman ó Dios na hirang
ang sa aquing amang gauang camalian.
big-yan mo nang isip na caniyang matanao
ang sala sa iyo ay ma pagsisihan.
At sa aquin Dios icao mahabag
sa taghoy at lunos nang capos cong palad,
yaring manga mata,i, big-yan mong liuanag
na icatutut sa Langit na andas.
Big-yan mo nang lacas at tapang ang dibdib
ang lahat nang tucso ay aquing maraig,
Virgeng maauain dating matangquilic
alalayan mo po itong humihibic.
Sucat sa ngalan mo ay nangatatacot
yaong sang infierno sa pangingilabot
dini sa alaboc ay houag itulot
sa balon nang hibo ay hauag mahulog.

Dungoy at dalangin niyong iyong campon
ay ipagcaloob ang saclolo ngayon,
maligtaan naua ang hibo nang dragon
niyong si Lucifer sa bayan nang apoy.

Ang pananalangin aquian nang tiguilan
ang sasabihin co itong Padre Juan,
ang anac na ibig cusang ibinigay
sa isang colegio at pinapag-aral

Itong si Silvestre malaqui ang gusto
nitong pag-aaral nang pag-eestudio,
saca ang isa pa,i. matalas ang ulo
caya,i, quinalugdan nang caniyang maestro.

Nag-aaral doon ay lubhang marami
cabagongtauohan manga estudiante,
sa naroong lahat huli si Silvestre
sa Lector pa nila ito,i, nagsisilvi.

Sa tulot nang Langit dito sa ulila
palibhasa ito,i, mayroong devota,
ang Santo Rosario nang Vírgen María,
siyang guinagaua sa hapo,t, umaga.

Arao ay natacbo nitong pag-aaral
ang unang marunong cag-yat linampasan
caya ñga.t, áng lahat caescuelang tanan
siya ay pinoon at naalang-alang.

Sompo nang maestro dito ay nagtaca
sa talas nang ulo ni Silvestre baga
caya nga ang sabi cun sa dunong niya
ito ay labis nang cumanta nang misa.

Tatlong puong taon maganap ang edad
cumanta nang misa ang batang mapalad
sabihin ang touang dili hamac-hamac
nang amang nagcandong sa bugtong na anac

Linoob naug Dios daraquilang Ama
cahit siya,i, Padre ay nag-aaral pa,
naguing capalaran niya at planeta
inabot ang gradong sa cardenal isa.
Ang Papa Gregorio dinatnan nang damdam
talaga nang Dios at Poong may capal,
palibhasa,i, siya bagang cahanganan
sa caniya,i, binaui ang hiram na buhay,
Pagdaca,i, napatid ang tañgang hininga
sabihin ang gulo sa templo nang Roma,
nang mailibing na,i, nañgagcoro sila
at ibig matanto ang maguiguing Papa,
Ang Padre Silvestre ay na sa hulihan
nang lahat nang Padreng doo,i, nagdarasal
sila,i, paraparang may candilang tañgan
nguni doo,i, uala cahit isang ilao.
Ay sa pagdarasal nang Padreng naroon
quinacanta nila mihal na *Te Deum*
naquitang banaag na aninong ibon
ulo ni Silvestre ay doon tumuntong.
Sila,i, paparejong may candilang tañgan
na hindi nga nila pinasisindihan,
nguni buced tañgi cay Silvestre lamang
ang candilang hauac nagcaroon nang ilao.
Ito ay milagrong talaga nang Lañgit
sa pananalañgin nang mañga Santos Padres
ipináquita rin canilang nabatid
ang maguiguing Papa nilang ninansis.
At yaong tumuntong cay Silvestreng ulo
ay yaon ang tunay na Espíritu Santo,
ang Dios na Poon may talaga rito
siyang mahalili sa Papa Gregorio.

Ano,i, nang matanto nang Padres na lahat
ang Padre Silvestre ang Papang narapat
ito,i, siyang loob nang Dios na hayag
ang tungcol ay gauin doon sa mapalad.

Nanalangin nanga ang lahat nang Padres
puri,t, pasalamat sa Dios sa Langit,
pinapagcaroong hindi iquinait
nang canilang Papa na lubhang mabait.

Nang maguing Papa na grado ay macamtan
sabihin ang toua niyaong si Padre Juan,
palibhasa,i, anac nayang minamahal
sa tinamong palad na lubhang marangal.

Madlang pagpupuri nang Padres na lahat
sa canilang Papa sa Langit na atas,
sa arao at gabi hindi naglilicat
nang panaualangin sa Dios natauag.

Ano,i, nang lumaon at humabang arao
yaong Padre Juan saquit ay dinatnan,
ito,i, talaga rin nang Dios na mahal
ibig nang bauian nang hiram na buhay.

Itong Padre Juan nang magcasaquit na
malaqui ang lumbay nang manga familia
humanap nang gamot silang parapara
manga tapaltapal painom ang iba.

Nguni,t, ang alin mang gamot na idating
dito sa maysaquit hindi macagaling,
(anang iba roon) médico,i, tauaguin
ang caniyang damdam upang payapain.

Banday baga cayo sa tauong may pilac
cun nagcacasaquit visita,i, madalas,
marami ang sulsol médico,i, tumauag
na cahima,t, ilan pumaritong cag-yat.

Ang nañgagugulo na tauo sa bahay
magpapasundo na nang médicong ilan
hindi nila tanto itong cahanganan
médico,i, pagpanhic pagod ay bayaran.

Cun ilan nang salin ang médicong naquiat
cun ito,i, manaog casabay ay pilac
ang Padreng may damdam lalong bumibigat
saquit sa catauan buhay mauutas.

Sa panahong ito,i, aquing masasabi
niyaong pa mang una siyang nangyayari
interés sa tauo,i, halos maparati
at ang pagtatapat uala sa marami.

Di caguinsaguinsa may isang dumating
isa sa médico na pagagamutin
pagpasoc sa cuarto,i, vinisitang tambing
ang Padreng maysaquit ganito ang turing:

Nag-uica sa isa na tauo sa bahay
nari parang tanong ó nunuhang alam
ang Padreng maysaquit nacapagconfesar
hayo na,t, sabihin at madaling turan.

Sagot nang tinanong di pa natatapos
ay uala po naman sa aming nagutos
sa cuarto po,i, cami hindi pumapasoc
bilin nang maysaquit sa ami,i, nagcupcop.

Uica nang médico hayo at ngayon din
tauag ang confesor siya,i, compisalin
ito ang una cong gamot na gagauin
upang pumayapa ang dalang hilahil.

Ang abang maysaquit cahit ualang lacas
matibay ang loob sa Dios tumauag
laguing bucang bibig na inaiiyac
sa bayan nang Langit siya,i, maguing dapat,

Isusunod dito namang tatauagan
esposang namatay siyang tataghoyan
ay (aniya) guilio cun icao ay buhay
dili aco ngayon iisa ang damdam.

Ngayong narian ca sa payapang bayan
at aco sa mundo dito ay naiuan
dalaua ang saquit na quinacalaban
isa ang lagac mo saca yaring lagay.

Tulungan mo ibig acong dumalangin
sa Dios na Poon at sa Inang Vírgen
sa nagauang sala aco,i, patauarin
sa camay nang dragon aco ay agauin.

¡O divina gracia at talang masinag
na Ina ni Jesus sumacop sa lahat
Inang mapagcupcop sa tanang ovejas
amponin mo ngayon itong tumatauag!

¡O lahat nang Santos, at manga Mártires
manga carurucan nang Dios sa Langit
cayo,i, paraparang ngayo,i, magmasaquit
ihingi nang tauad sa Dios na ibig!

Saca icao naman ¡ó esposang liyag!
dini sa puso co,i, di maaguas aguas
cun loob nang Dios di na magluluat
aco,i, sa payapang baya,i, mamamalas.

Bayaan na natin itong nananaghoy
dito sa paghibic ay gagahol-gahol
pagca,t, sa balisa nang dalang lingatong
hininga,i, pumanao cun hindi nahabol.

Madali,t, salita dumating pagdaca
ang confesor baga na tinauag nila,
nang canilang datnan ay babahag-ya na
at malalagot na ang tangang hininga.

Ang confesor bagang canilang tinauag
ang mahal na Papa na tunay ngang anac,
nito ring maysaquit na may dalang hirap
hindi mapanulos ang sa Papang lacad,
Cag yat nanicluhod ang mahal na santo
sa Poon at Dios nang sang universo,
humihinging aua,t, big-yan nang saclolo
ang caniyang ama,i, macompisal dito.
Ipinagcaloob nang Dios na Ama
anac ang cacalag nang sa amang sala
ipinagsabi rin nitong papanao na
sa mundo, ang lahat tanang gaua niya.
Sampong pagcatauo manga pinagmulan
nang Papa Silvestre anac niyang hirang
at pagcatapos agad inoliohan
siyang pagcalagot nang hiningang tangan.
Malaqui ang lumbay nang manga familia
may pamanqui,t, pinsan, at may capatid pa
bucod pa ang hapis nang mahal na Papa
sapagca nga yao,i, tunay niyang ama.
Itong pagcamatay nang mahal na mártir
sinong di luluha cun doo,i, tumingin
ang lahat nang angcan nagpulos nang itim
palatandang yao,i, tunay na pag-guilio.
Sa harap nang lahat ay ipinaquita
misterio nang Dios na catacataca
Arcángel San Gabriel lumapit pagdaca
saca si San Miguel taglay ay espada.
Ang bangcay nang Padre cusang binantayan
at ipinag-utos nang Dios na mahal
bilin sa canila hangang sa libingan
ang mahal na martir ay papatnubayan.

Di caringat-dingat dumating din naman
demoniong Satanás lilong tampalasan
at si Asmodeo na lubhang sucaban
caloloua,t, buhay siyang cucunin dao.

Dalauang Arcángel ang siyang sumagot
sa manga demonio na tacsil na loob
cayo,i, hindi dapat ngayong maghimasoc
dito sa namatay at ito,i, sa Dios.

Sagot nang dalauang demoniong sucaban
baquit cami aniyo,i, houag maquialam
tingnan mo,t, narito sa aming listahan
malaon nang arao ina-alagaan.

Tugon nang dalauang Arcángel nang Dios,
cun ito sa inyo,i, hindi itutulot
baquit iya,i, amin sa demoniong sagot
dito,i, natititic sa libro asientos.

Malasi,t, tingnan mo cundi naguguhit
iyang tauong iyan ay amin nang cabig
uica ni San Miguel baquit matititic
ito,i, dating campon nang Dios sa Langit.

Totoo,t, malaquí ang nagauang sala
matrimoniong ingat niualang halaga
nguni,t, tumangap nang lalong mapacla
at parusang bigay nang Gregorio Papa

Sa nagauang sala cahit malaqui man
hinahamac bagang laquing cabayaran
ang parusang bigay siyam na tinapay,
na pinapaghusto sa siyam na bouan.

Gayon din sa tubig ay siyam na tasa
ang parusang bigay ito ay hamac pa,
caya humayo na cayong palamara
at ito ay tunay sa Dios na Ama.

Naguing buto,t, balat caniyang catauan
ang tunay na martir ang nacacabagay
caya dapat namang bihisin pagcouan
nang daquilang graciang camahalmahalan.

Ang sagot nang sucab na taga Averno
pilit na cucuuin ami,t, amin ito,
dili babayaang maiuan sa inyo
sucdan ang anoman ang masapit dito.

Dico pag-aanhin sa pagtataltalan
sila,i, para-parang nagmamatouiran
ay siyang pagdating nang Virgeng marangal
dalauang demonio,i, tambing nagliparan.

Yaong caloloua nang Padre,i, quinuha
dinapit nang Angel dinala sa Gloria
gayon din ang bangcay inihatid nila
sa libingang hucay doon iniuan na.

Ano pa nga,t, doon humanga sa Langit
ang cay Padre Juan calolouang ibig,
at gayon din naman Beatang mariquit
sila,i, nangagpisan sa Santos mártires.

Ito ang nasapit at quinahinatnan
nang sa mag-asauang dinaanang buhay,
sala ma,i, malaqui na cun pagsisihan
sa Dios na Poon may patauad naman.

Caya ang uica co ó manga magulang
at manga capatid na naquiquiramdam,
sino man sa inyo na cun magtatangan
niyaong matrimonio,i, houag sasauaan.

At nang cun cahima,t, hindi namumunga
matrimoniong bigay nang Santa Iglesia
houag casuyaan yaong pagsasama
cusang idalangin sa Virgen Maria.

Upang sa dalangin magcaroong habag
Inang magsing-ibig na Dios nang lahat
itong matrimonio upang mamulaclac
maguing paquinabang nang halamang ingat.
Ito,i, carampatan ating pagtamanan
isilid sa puso at sa gunamgunam
itong matrimonio,i, cun mapag-ingatan
ay dito sa mundo,i, isang cabanalan.
Ang ating hangarin ang magandang gaua
siyang isaisip sa puso,i, itala
sa hibo nang dragon ay houag paraya
sa Dios ay laguing humingi nang aua.
Pagca,t„itong mundo ay bayan ng̃ saquit
ang pain nang tucso,i, laguing nacacatig
caya sino ca man guilio na capatid
sa anyaya niya ay houag paraig.
Ang ganitong bagay nang houag sapitin
na cahiyahiya sa sino ma,t, alin
lalaqui,t, babayi may asauang anquin
itong matrimonio ay pacamahalin.
Paing̃at-ing̃atan parang isang rosa
na iminacetas sa Jardinería,
cun ito,i, masira malooy malanta
sampong puno,t, ugat ay ualang halaga.
Ng̃uni,t, cun mabuti ang pag-aalaga
malago ang puno ang daho,i, sariua
sanga,i, malalabay sa lilim sagana
sinomang tumingin pilit matotoua.
Ito ang catulad at nacacabagay
yaong mag-asaua sa loob nang bahay
cun ang pagsasama,i, malinis mahusay
sampong ama,t, ina ay napupurihan.

Sucat hangan dito,i, aquing titiguilan
yayamang tanto na sa buhay na hiram,
ang aquing sabihin ngayo,t, pagbalican
ang Papa Silvestreng may hapis na taglay.

Madla ang caniya na buntong hininga
cun madilidili siya,i, nag-iisa,
pagcabata co na,i, ulila sa ina,
amang nag-aruga ngayo,i, namatay pa.

Maraming totoong aquing capalaran
nang dito sa mundo,i, nagcaragan-dagan
may toua,t, may hapis, saya,t, cahirapan
aquin nang tinamo na ualang nilisan.

Ngayo,i, ano caya na sucat cong gauin
ualang ibang dapat cundi manalangin
sa Dios na Poon at sa Inang Virgen
sa Langit na bayan aco,i, papasuquin.

Gayon din po naman ¡ó Dios na Ama!
ang Ama,t, Ina cong dito,i, namatay na
papaguing dapatin sa mahal na gloria
tinatahanan mo, ay mapaquisama.

Ang lahat nang tauo na sa mundo,i, buhay
sampo pa nang hindi nangabibiniagan
malimalihin mo ang manga hiligan
loob nila,t, puso ang sambahi,i, icao.

¡O Jesus na ibig magdala cang habag
at caauaan mo ang iyong ovejas
alang-alang Jesus sa lima mong sugat
houag pabayaan sila,i, mapahamac.

Dili baga icao ¡ó Jesus na mahal
nagcatauang tauo sa lupang ibabao
nagtiis nang hirap, suntoc, sicad, tampal,
pagsacop, pagtubos sa iyong quinapal.

Dili hinampas ca ¡ó Jesus na Poon!
di lilimang libo ni Pilatong hucom
ay dinalita mo nang macalag doon
caming quinapal mong nasilo nang dragon.

Dili icaó Jesus ang siyang nagpasan
nang malaquing Cruz sa bigat ay sacdal
ang sang mundong sala,i, doon nalululan
aua mo sa lahat inapo ni Adan.

Dios patauarin itong boong mundo
patauad patauad nang sala sa iyo
nagpacamatay ca dahilan sa tauo •
at pinangugulan mahal na dugo mo.

Aco naman Dios ngayo,i, patauari
sa nagauang sala na muuti,t, malaqui
lauitan nang aua ang napacacasi
nagmamaca amo abang si Silvestra.

Aquing titiguilan itong pagtuturing
sa mahal na Papa nang pananalangin
ang ipahahayag ngayong sasabihin
ang uacas at hanga buhay na narating.

Ano,i, sa mahabang panahon at arao
nang manga pagtauag sa Dios na mahal
isang hating gabing lubhang calaliman
ang mahal na Papa ay nagugulaylay.

Siya ay pinucao at cusang guinising
nang isang pangarap na sa Langit galing
di anhin ang sabi huag pacahimbing
ngayo,i, malapit nang buhay mo,i cucunin.

Hindi na natulog ang mahal na Papa
di anhin na lamang ay mau naga na
madali,t, salita,i, nang lumiuanag na
nasoc sa simbahan at siya,i, nagmisa.

Ang mahal na misa ano,i, nang matapos
ay nagpasalamat sa Poong cay Jesus
at sa manga pajes bilang iniutos
na tauaguing lahat cardenal Obispos.
Utos palibhasa nang mahal na Papa
lahat nang tinauag dumating pagdaca
nang nagcacabilog ay ipinagbadya
nang gabing lumipas ang pangarap niya.
Sa lahat nang Padre na doo,i, caharap
ang uica sa tanan na ipinangusap
aco,i, paalam na aquing manga liyag
at aco sa Dios dagdagan ang tauag.
Nang ito,i, masabi pumasoc sa cuarto
dito napatiguil siyang naguing dulo
ang lahat nang Padre nama,i, nangagcoro
naguing catapusan uica,i, LAUS DEO.



# Tagubilin

Sa sinoman siyang may nasang maganda
lalaqui,t, babaying ibig mag-asaua
tibayan ang dibdib nang paquiquisama
sa hibo,i, nang hindi pasuquing hamac na.
Ang ibang dumaos ay houag parisan
sa camunting sira ay magcaca-auay
ang sa mag-asauang gauing carampatan
sa gabing pagtulog doon ang pangaral.
At gayon din naman huag na gagarin
escándaloug gaua,i, mahalay sa atin
ang pula at cutya malayong dumating
lalo,t, may devota sa mag Inang Virgen.
Caya nga ang dapat ang gauing maganda
ay mangag devocion tungcol mag-asaua
ang Santo Rosario sa hapo,t, umaga
siyang ihahandog sa Virgen María.
Nang huag mahulog sa paniráng hibo
ang lahat nang tucso nang mangagsilayo
sucat hangan dito yamang inyóng tanto
piliin ang balang matamis sa puso.
Saca icao naman na cun mangyayari
dungoy co sa inyo na ipinagsasabi
sa mag-Inang Virgen ay ipamintacasi
big-yang aliualas ang M. A. S.

